**أحكام الأطعمة**

**أعده و ترجمه إلى اللغة الفلبينية**

**شعبة توعية الجاليات في الزلفي**

الطبعة الثانية: ١/١٤٢٢ هـ.



فهرسة مكتبة الملك فهد الوطنية أثناء النشر
الزلفي ، شعبة توعية الجاليات

أحكام الأطعمة - الزلفي
٢٨ ص ؛ ٨ × ١٢ سم
ردمك: ٠-١٥-٨١٣-٩٩٦٠
١- الأغذية ٢-الحلال والحرام أ. العنوان
ديوي ٢٥٩,٢ ١٦/٣٤٣٠

رقم الإيداع: ١٦/٣٤٣٠
ردمك: ٠-١٥-٨١٣-٩٩٦٠

الصف والإخراج: شعبة توعية الجاليات في الزلفي

## Mga Nilalaman

Ang mga Alituntunin sa Pagkain .................5

Mga Pagkaing Ipinahihintulot .....................7

Mga Alituntunin sa Pagkatay.....................11

Mga Kundisyon sa Pagkatay .....................12

Magandang Asal sa Pagkatay....................15

Ang Pangangaso.........................................15

Paalaala......................................................18

Ang mga Magandang Asal
sa Pagkain at Pag-inom ............................19

Bago Kumain.......................................20

Habang Kumakain ..............................22

Matapos Kumain.................................26

# أحكام الأطعمة
# Ang mga Alituntunin sa Pagkain

Inatasan ni Allah ang mga lingkod Niya na kumain ng mga pagkaing nakabubuti at ipinagbawal Niya sa kanila ang mga pagkaing nakasasama. Nagsabi Siya: **"O mga sumampalataya, kumain kayo ng mga nakabubuti na itinustos Namin sa inyo. ..."**(2:172).

Ang lahat ng pagkain ay ipinahihintulot maliban sa mga ipinagbawal. Si Allah ay nagpahintulot sa Kanyang mga lingkod na mananampalataya na kumain ng mga pagkaing nakabubuti upang pakinabangan nila ang mga ito. Hindi ipinahihintulot na gamitin ang mga biyaya ni Allah sa pagsuway. Nilinaw na ni Allah sa mga lingkod Niya ang ipinagbawal Niya na mga pagkain at mga inumin. Sinabi

Niya: "**...samantalang nilinaw na Niya nang masusi sa inyo ang ipinagbawal Niya sa inyo, maliban doon sa napilitan kayo?...**" (6:119). Samakatuwid ang anumang hindi nalinaw ang pagbabawal, iyon ay Halál (ipinahihintulot ni Allah). Nagsabi naman ang Propeta (SAS): "***Tunay na si Allah ay nagsatungkulin ng mga tungkulin, kaya huwag ninyong ipagpawalang-bahala ang mga ito; nagtakda ng mga hangganan, kaya huwag ninyong lampasan ang mga ito; nagbawal ng ilang mga bagay, kaya huwag ninyong labagin ang mga ito; nanahimik sa ibang mga bagay bilang awa sa inyo—hindi sanhi ng pagkalimot, kaya huwag na kayong mag-usisa tungkol sa mga ito.***"

Kaya ang bawat bagay, gaya ng mga pagkain, mga inumin, at mga kasuutan, na hindi nilinaw ni Allah ni ng Sugo Niya (SAS) ang pagbabawal nito ay hindi ipinahihintulot na ipagbawal ito. Ang patakaran ay na ang

bawat pagkain na Táhir (Itinuturing na malinis sa Islam kaya ipinahihintulot kainin) na hindi nakapipinsala ay ipinahihintulot; taliwas sa mga pagkaing Najis (Itinuturing na marumi sa Islam kaya ipinagbabawal kainin) gaya ng patay na hayop, dugo, nakalalasing na inumin, sigarilyo, at pagkain na nahaluan ng bagay na Najis dahil ang mga ito ay ipinagbabawal dahil nakasasama at nakapipinsala. Ang ibig sabihin ng patay na hayop ay ang hayop na naalisan ng buhay nang hindi ayon sa pagkatay na itinatagubilin ng Islam. Ang dugo na ipinagbabawal ay ang dugo na lumalabas sa hayop kapag kinakatay. Ang dugong naiiwan sa loob ng karne matapos katayin at ang dugong natitira sa mga ugat ay ipinahihintulot kainin.

## Mga Pagkaing Ipinahihintulot

Ang mga ipinahihintulot na pagkain ay dalawang uri: mga hayop at mga halaman. Ipinahihintulot ang alin man sa mga ito kung

hindi nakapipinsala. Ang mga hayop ay dalawang uri: mga hayop na nabubuhay sa lupa at ang mga hayop na nabubuhay sa dagat. Sa kabuuan, ang mga hayop na nabubuhay sa dagat ay Halál at hindi na kailangang katayin ayon sa itinatagubilin ng Islam sapagkat kahit nga ang patay (namatay nang hindi kinatay) na hayop ng dagat ay ipinahihintulot na kainin.

Ang mga hayop na nabubuhay sa lupa ay ipinahihintulot kainin maliban sa ilang uri na ipinagbawal ng Islam:

1. Ang baboy at baboy-ramo,
2. Ang asno na inaalagaan,
3. Ang anumang hayop na may pangil na ginagamit sa pagsila, maliban sa *hyena*, gaya ng aso, puso, buwaya at iba pa.
4. Ang mga ibon, maliban sa sumusunod:

A. Ang mga ibon may kukong pandagit o pansila. Nagsabi si Ibnu 'Abbás (RA): "Ipinagbawal ng Sugo ni Allah (SAS) ang lahat ng may pangil na mabangis na

hayop at ang lahat ng ibong may kukong ipinaninila."

B. Ang mga ibong kumakain ng patay gaya ng agila, buwitre, uwak, at lawin dahil sa dumi ng kinakain ng mga ito.

4. Ang mga pinandidiriang hayop gaya ng ahas, daga, at mga kulisap (maliban sa balang at tipaklong).

Ang iba pa sa mga hayop at mga ibon na nabanggit ay Halál gaya ng kabayo, baka, kalabaw, kambing, tupa, usa, manok, asnong ligaw, iguana,[1] usa, *ostritch*, kuneho, at iba pa. Hindi kabilang sa mga ito ang Jallálah: ang hayop na bagaman Halál ngunit Najis ang karamihan sa kinakain. Ipinagbabawal kainin ang Jallaláh[2] hanggang hindi ito ikinukulong

---

[1]Anumang hayop na parang bayawak na higit na maikli ang buntot kaysa sa bayawak, na halaman lamang ang kinakain. Harám ang bayawak na kumakain ng patay.

[2]Gaya ng manok o pato na hinayaang gumala-gala kaya naman nakakakain ng marumi at Najis.

nang tatlong araw at pinakakain ng pagkaing Táhir lamang.

Makrúh[1] ang pagkain ng hilaw na sibuyas, bawang, at mga gaya nito na may masamang amoy lalo na kung papasok sa Masjid.

Ang sinumang mapipilitang kumain[2] ng pagkaing Harám, dahil baka ikamamatay ang hindi pagkain nito, ay pinahihintulutang kumain ng makasasapat lamang upang manatiling buhay. Ang nakalalason ay hindi maaaring kainin kailanman.

Ang sinumang mapadaan sa isang taniman at namitas ng bunga sa puno nito o namulot ng nalaglag na bunga at walang anumang bakod na nakapaligid sa pataniman at wala ring

[1]Hindi Harám ngunit hindi rin naman kanais-nais. Hindi nagkakasala ang gumagamit o ang kumakain o ang gumagawa ng makrúh.

[2]Kung nasa isang disyerto, halimbawa, at walang makain kundi isang baboy o anumang tulad nito, maaari nang kainin ito kung talagang malamang na ikamamatay ang hindi pagkain nito.

nagbabantay; pinahihintulutan siya na kainin ang bunga ngunit hindi siya magdadala, hindi aakyat sa puno, hindi mambabato, hindi manunungkit ng bunga, at hindi kakain sa mga nakatipon o nakatumpok na bunga maliban na lamang kung kinakailangan.

## Mga Alituntunin sa Pagkatay

Yayamang kabilang sa mga kundisyon upang mapahintulutang kainin ang hayop na nabubuhay sa lupa ay na nakatay ito ayon sa itinatagubilin ng Islam, kailangang talakayin ang paraan ng pagkatay at alamin ang mga kinakailangan dito. Ang pagkatay ayon sa Islam ay ang pagkatay ng hayop na nakatira sa lupa at ipinahihintulot kainin, sa pamamagitan ng paglalaslas sa lalamunan (daanan ng hangin papuntang baga) at sa esopago (daanan ng pagkain at inumin) o pagsusugat sa alinmang bahagi ng katawan nito kung mahirap ang paglalaslas.

Hindi Halál ang anumang bahagi ng katawan ng isang hayop na maaaring katayin ngunit hindi kinatay ayon sa Islam sapagkat ang hindi kinatay ay itinuturing na patay.[1]

**Mga Kundisyon sa Pagkatay**

1. Ang tagapagkatay ay kinakailangang may sapat na pag-iisip at isang Muslim o isang Kristiyano o isang Hudyo. Samakatuwid, hindi Halál ang kinatay ng isang baliw o lango[2] o bata na wala pang sapat na pag-iisip dahil hindi tanggap sa mga nabanggit ang layunin na magkatay dahil sa kawalan nila ng sapat na pag-iisip. Hindi rin Halál ang kinatay ng isang Káfir gaya ng pagano o kaanib ng Zoroasterismo, at Qubúrí.[3]

---

[1]Sa aklat na ito, ang ibig sabihin ng patay—kapag hayop ang tinutukoy—ay ang hayop na namatay nang hindi sadyaang kinatay.

[2] Lasing sa alak o bangag sa gamot.

[3]Sumasamba sa isang patay na nakalibing sa puntod dahil sa paniniwala na may kapangyarihan ito.

2. Ang pagkakaroon ng kagamitan sa pagkatay. Ipinahihintulot ang pagkatay sa pamamagitan ng lahat ng matalas na bagay na nakapagpapadanak ng dugo, maging ito man ay gawa sa bakal o bato o maging anupaman ito, maliban sa ngipin, buto at kuko dahil hindi ipinahihintulot na ipangkatay ang mga ito.
3. Ang paglalaslas ng lalamunan na siyang daanan ng hangin papuntang baga, ng esopago na siya namang daanan ng pagkain at inumin, at ng isa sa dalawang malaking ugat sa leeg.

   Ang dahilan kung bakit itinakda ang bahaging ito ng katawan at lalo na ang pagputol sa mga nabanggit ay upang lumabas ang dugo sapagkat ang bahaging ito ay tagpuan ng mga pangunahing ugat at sapagkat ang gayon ay pinakamabilis sa pag-aalis ng buhay, kaya naman ang karne

ay higit na malasa at hindi gaanong masakit para sa hayop.

Kapag hindi magawang laslasin sa nabanggit na bahagi dahil hindi makaya, tulad halimbawa ng mailap na hayop, ang pagkatay sa ganitong hayop ay sa pamamagitan ng pagsusugat sa alinmang bahagi ng katawan nito.

Ang hayop na nasakal, napalo o nabagsakan ng anumang mabigat, nalaglag buhat sa mataas na lugar, at nilapa ng mabangis na hayop ay ipinahihintulot kainin sa kundisyon na ito ay naabutang may buhay pa at makakatay pa.

4. Na ang tagapagkatay ay magsasabi ng **bismilláh** bago laslasin ang lalamunan. Sunnah ding sabihin ang **Alláhu akbar** pagkatapos ng **bismilláh**.

**Magandang Asal sa Pagkatay**

1. Makrúh na katayin ang hayop ng mapurol na patalim.
2. Makrúh na hasain ang patalim habang nakatingin ang hayop.
3. Makrúh na iharap ang hayop na kakatayin sa iba pa sa Qiblah.
4. Makrúh na baliin ang leeg nito o balatan ito bago tuluyang namatay.
5. Sunnah na katayin ang baka, tupa, at kambing na nakahiga sa kaliwang bahagi ng katawan nito at ang kamelyo na nakatayo samantalang nakagapos ang kaliwang kamay nito.

## Ang Pangangaso

Ipinahihintulot ang pangangaso kung kinakailangan, ngunit kung para lamang sa paglilibang at paglalaro, ito ay makrúh.

Ang hayop na mailap, matapos matamaan (ng anumang ginagamit sa pangangaso) at mahuli ito, ay may dalawang kalagayan:

1. Na ito ay maaabutan habang may buhay pa ito. Kapag ganito ay kailangan itong katayin;
2. Na ito ay maaabutan na patay na, o buhay nga ngunit nag-aagaw-buhay na. Sa ganitong kalagayan ay itinuturing itong Halál (kahit hindi nakatay).

Ang kundisyong kinakailangan para sa mangangaso ay katulad ng sa nagkakatay:

1. Na ang nangangaso ay may sapat na pag-iisip at isang Muslim o isang Kristiyano o isang Hudyo. Samakatuwid, hindi Halál para sa isang Muslim na kainin ang nahuli sa pangangaso ng isang baliw o lango. Hindi rin maaari ang nahuli ng isang pagano, kasapi ng Zoroasterismo, at iba pang uri ng mga Káfir.

2. Na ang gamit sa pangangaso ay matalas: nakapagpapadanak ng dugo (kung hindi baril) at hindi yari sa kuko o buto o ngipin. Susugatan ang hayop sa pamamagitan ng matalim na gamit hindi ng mapurol. Ang mga hayop na ginagamit sa pangangaso tulad ng mga aso at mga ibong mandaragit ay Halál ang anumang mailap na hayop na mapatay ng mga ito kung tinuruang manghuli ang mga ito. Turuan ang hayop kung kapag pinawalan ito ay sumusugod ito; kung kapag inudyukan itong manila ay naninila ito; kung kapag nakakuha ito ng hayop ay hinahawakan nito iyon para sa panginoon nito hanggang sa puntahan siya nito, at hindi nito hinahawakan iyon para sa sarili.
3. Na itutudla ang sandata nang naglalayong patamaan ang hayop. Kaya kung nalaglag lamang ang sandata sa kamay at nakapatay ito ng isang hayop, hindi Halál ang hayop

na ito sapagkat walang layuning patamaan ito. Ganoon din kung kusang umalis ang aso at nakapatay ng isang hayop, hindi Halál ang hayop na nasila sapagkat hindi ito pinawalan ng panginoon nito upang manila at wala rin siyang layuning mangaso. Kapag tumudla ng isang hayop ngunit iba ang tinamaan o nakapatay ng isang pangkat ng mga hayop, Halál pa rin ang tinamaan.

4. Ang pagsabi ng **bismilláh** kapag tutudla o magpapawala ng nangangasong hayop. Itinatagubilin ding sâbihin ang **Alláhu akbar** kasunod ng **bismilláh**.

## Paalaala

Ipinagbabawal ang pag-aalaga ng aso kung ang layunin ay hindi ayon sa ipinahintulot ng Sugo ni Allah (SAS), na isa sa tatlong ito: para sa pangangaso, pagbabantay ng mga alagang hayop, at pagbabantay ng mga pananim.

## Ang mga Magandang Asal sa Pagkain at Pag-inom

Itinuturing ng mabuting Muslim na ang pagkain at inumin ay daan lamang na naghahatid sa isang layunin at hindi ang mismong layunin. Kumakain siya at umiinom nang sa gayon ay mapanatili niya ang kalusugan ng katawan niya na sa pamamagitan nito ay nasasamba niya si Allah. Ang pagsambang ito ay nagbibigay sa kanya ng karapatang matamo ang tahanan sa Kabilang-buhay at mamuhay na maligaya roon.

Hindi siya kumakain at umiinom alang-alang sa pagkain, inumin, at sarap ng mga ito. Kaya naman kung hindi rin lamang siya nagugutom ay hindi siya dapat kumain at kung hindi siya nauuhaw ay hindi rin siya dapat uminom. Naisalaysay na ang Propeta (SAS) ay nagsabi: ***"Tayo ay mga taong hindi kakain hangga't hindi nagugutom, at kapag kumain naman tayo ay hindi***

***nagpapakabusog."*** Dapat sundin ng isang Muslim sa pagkain at pag-inom ang mga magagandang asal na itinatagubilin ng Islam.

## Bago Kumain

1. Na pipiliin ang nakabubuting pagkain at inumin sa pamamagitan ng paghahanda ng mga ito buhat sa mga bagay na Halál, nakabubuti, at hindi nahahaluan ng anumang Harám o nakapagdududa (kung Harám o hindi). Batay ito sa sinabi ni Allah: **"O mga sumampalataya, kumain kayo ng mga nakabubuti na itinustos Namin sa inyo...."**(2:172). Ang mga nakabubuting bagay ay ang Halál na hindi marumi at hindi nakadidiri.
2. Na ang lalayunin sa pagkain at pag-inom ay ang ikalalakas ng katawan upang masamba si Allah nang sa gayon ay magtamo ng gantimpala sa kinain at ininom. Ang gawaing ipinahihintulot, sa

pamamagitan ng mabuting layunin, ay magiging isang pagsamba kay Allah na may nakalaang gantimpala.

3. Na huhugasan ang mga kamay bago kumain kung ang mga kamay ay may dumi o hindi natitiyak ang kalinisan ng mga ito.
4. Na kung kumakain sa lapag ay uupo na nagpapakumbaba—uupo nang paluhod sa dalawang paa o uupo sa kaliwang paa habang nakatukod ang kanang binti—gaya ng ginagawang pag-upo ng Sugo ni Allah (SAS). Nagsabi ng Sugo (SAS): ***"Hindi ako kumakain na nakatukod ang kamay sa sahig. Ako ay isang alipin [ni Allah] lamang na kumakain kung papaanong kumakain ang isang alipin, at ako ay umuupo kung papaanong umuupo ang isang alipin."***
5. Na magkakasya sa kung ano ang pagkain nakahanda. Na hindi ito pipintasan. Kung

magugustahan ay kakainin at kung hindi magustuhan ay huwag kainin. Batay ito sa Hadíth na isinalaysay ni Abú Hurayrah (RA): "Walang pagkaing pinintasan ang Propeta (SAS). Kung naiibigan niya ay kinakain niya; at kung hindi niya maibigan ay hindi niya ito ginagalaw."

6. Na kakain na may kasama iba pa gaya ng panauhin o kamag-anak o utusan. Batay ito sa isang Hadíth: *"Magtipon kayo sa pagkain ninyo at magsabi kayo ng bismilláh, pagpapalain Niya kayo sa inyong pagkain."*

## Habang Kumakain

1. Na sisimulan ang pagkain sa pagsabi ng **bismilláh**. Batay ito sa sinabi ng Propeta (SAS): *"Kapag kakain ang sinuman sa inyo, banggitin niya ang pangalan ni Allah; kapag nalimutan niyang banggitn ang pangalan ni Allah sa simula ng*

***pagkain niya, magsabi siya ng bismilláh awwalahu wa ákhirahu (sa ngalan ni Allah, sa simula at sa katapusan)."***

2. Na (kung nagkakamay ay) kakain sa pamamagitan ng tatlong daliri (hinlalaki, hintuturo, at hinggigitna) ng kanang kamay. Liliitan ang subo at ngùnguyain nang maigi, kakainin ang kung ano ang nasa malapit at hindi ang nasa malayo. Ayon ito sa sinabi ng Propeta (SAS): ***"Anak, sabihin mo ang bismilláh, kumain ka sa pamamagitan ng iyong kanang kamay, at kainin mo kung ano ang malapit sa iyo."***
3. Na pag-iigihin ang pagnguya at sasairin ang laman ng plato pati na ang naiwan sa mga daliri bago punasan o hugasan ang kamay.
4. Na kapag nalaglag ang anuman sa kinain, aalisin ang dumi at kakainin.

5. Na hindi hihipan ang mainit na pagkain, hindi ito kakainin hangang hindi lumamig-lamig nang kaunti, hindi hihingahan ang tubig habang iniinom, at hihinga nang tatlong beses habang ang ilong ay hindi nakatapat sa baso. Batay ito sa Hadíth na isinalaysay ni Ibnu 'Abbás (RA). Ayon sa kanya, ang Propeta (SAS) ay: "nagbawal na huminga sa loob ng baso o ihipan ang loob nito."
6. Na iiwasan ang labis-labis na pagkabusog. Batay ito sa sinabi ng Propeta (SAS): ***"Wala nang pinupunong sisidlan ang isang tao na higit na masama kaysa tiyan niya. Sapat na sa anak ni Adan (tao) ang mga maliliit na subo na pupuno sa pangangailangan ng katawan niya. Kung hindi niya iyon magawa, ang ikatlong bahagi (ng tiyan) ay para sa pagkain niya, ang ikatlong bahagi ay***

***para sa inumin niya, at ang ikatlo ay para sa paghinga niya."***

7. Na hindi mauunang magsimulang kumain o uminom kung sa hapag ay may kasama na lalong karapat-dapat na paunahin dahil sa katandaan o pagtataglay ng kahigitan sa iba sapagkat ang gayon ay nakasisira sa mga magandang asal at ang gumagawa nito ay mapagkakamalang matakaw.
8. Na hindi titingnan ang mga kasama habang kumakain at hindi sila babantayan sapagkat mahihiya sila. Dapat pa nga na hindi ituon ang paningin sa mga kasama na kumakain at huwag pagmamasdan sila dahil baka ikayamot nila iyon.
9. Na hindi gagawin ang karaniwang pinandidirihan ng mga tao. Kaya huwag ipapagpag sa plato ang (natitirang pagkain sa) kamay at huwag ilalapit ang ulo sa plato habang kumakain at sumusubo upang walang anumang malaglag sa plato mula

sa bibig. Ang anumang kinagatan ay hindi ibabalik sa plato (kung magkasalo sa isang plato). Hindi rin magsasalita ng mga salitang ang ipinahihiwatig ay ang mga marurumi sapagkat baka ikayamot iyon ng ilan sa mga kasama. Ang pangyayamot sa kapwa Muslim ay ipinagbabawal.

## Matapos Kumain

1. Na hihinto sa pagkain bago tuluyang mabusog bilang tanda ng pagtulad sa Sugo (SAS) at upang huwag maimpatso.
2. Na sasairin ang natirang pagkain sa kamay at pagkatapos ay pupunasan o huhugasan ang kamay. Ang paghuhugas ng kamay ay siyang karapat-dapat at lalong mainam.
3. Na pupulutin ang mga nahulog na pagkain habang kumakin sapagkat ito ay tanda ng pagpapasalamat sa biyaya.

4. Na aalisin ang tinga sa mga ngipin, magmumumog upang maalis ang amoy ng pagkain sa bibig sapagkat ang bibig ay ginagamit sa pagsambit kay Allah at sa pakikipag-usap sa kapwa tao, at sapagkat ang kalinisan ng bibig ay nagpapanatili ng kalusugan ng ngipin.
5. Na magpupuri kay Allah matapos kumain at uminom sa pamamagitan ng pagsabi ng ***al<u>h</u>amdu lilláh*** (ang papuri ay ukol kay Allah) o ***al<u>h</u>amdu lilláhil ladhí a<u>t</u>'amaní wa saqání min ghayri <u>h</u>awlim minní wa lá qúwah*** (Ang papuri ay ukol kay Allah na nagpakain sa akin at nagpainom sa akin nang walang lakas at kapangyarihan mula sa akin).